# NOVENA

Ó PAGSISIAM SA

# NUESTRA SEÑORA DE GUÍA,

NA QUINATHA NANG

P. D. L. L. T.



May lubos na capahintulutan

MANILA

IMPRENTA DEL COLEGIO DE SANTO TOMAS

1897

# NOVENA
## Ó PAGSISIAM
SA
# NUESTRA SEÑORA DE GUIA,
NA QUINATHA

NANG

P. D. L. L. C.



May lubos na capahintulutan

MANILA

IMPRENTA DEL COLEGIO DE STO. TOMAS

1897



# MAICLING PAUNAUA

TUNGCOL SA CAHIMA-HIMALA AT CAGALANG-GALANG NA LARAUAN NANG NTRA. SRA. DE GUIA NA SINASAMBA SA SAGRARIO NANG SANTA IGLESIA CATEDRAL SA MAYNILA.

Isang libo at limang daang taon na ang nacaraan mulâ nang si Jesucristong ating Manunubos ay magsabog sa ibabao nang lupà nang caaya-ayang sinag nang caniyang mahal na aral, ang sangcapuluang ito, na tinatauag na Filipinas, ay hindi pa tumatangap nang aral nang Santo Evangelio at nalulugami pa at nababalot nang macapal na dilim nang manga maling aral at caugaliang masasamâ nang manga dî binyagan. Anopa,t, mauiuicà natin na ang sangcapuluang ito ay parang manga ilang dacot na lupà na nalilibot nang tubig at lumulutang sa guitnâ nang dagat nang capahamacan, manga tauong cahabaghabag na ualang dinidios cundî ang demonio, ualang quiniquilalang catuiran cundî ang canilang maibigan, ualang nalalamang paquiquipag capuà tauo cundî ang mag-aauay at magpatayan at manilâ

yaring dî maguing devoto ni María; at dahil sa devociong ito ay naniclohod siya sa harap nang mahal na Larauan at ipinaquisama niya ang caniyang pagsamba sa pagsambang guinagauâ niyong mabubuting tagalog sa Calinislinisang Virgen, sa isang paraan na malî pa marahil.

Nabantog agad agad itong cahimahimalang pagcaquita sa Larauan nang Ina nang Dios at nang pag-usisain ang pinangalingan nitong mahal na Larauan, ay napagtantô sa tapat na pananaysay nang manga tagalog, na ang «Larauang ito,i, malaon nang panahon na canilang sinasamba at naguisnan na nila sa canilang manga magulang; at sa catandaan nang Larauang ito ay ualâ silang masabi, cundî ang sinasalità nang matatandâ na cailan ma,t, acalain ang paglilipat nang Larauang ito sa ibang lugar na canilang minamagaling, ay nagbabalic sa dati agad agad, cayâ nang maquita nila na hindî mangyari ang canilang inaacalà, ay nilagyan na lamang nila nang bubong ang pandan na quinalalaguian nang hindî ulani,t, arauin; at sa anomang cailangan nila, ay dito sila nagsasacdal, at sila nama,i, laguing nacararanas nang manga himala,t, cababalaghan» (1).

Hindî cailangan ang ating pagpilitan siyasatin ang dî mahacang pinangalingan nang Larauang ito na inilihim nang Dios hangan ngayon sa cagalingan nang ating caloloua; ang masasabi nating tunay na tunay ay siya sa Filipinas, ang magandang liuay-uay na nagbalità na malapit nang sumilang sa caniya ang Arao nang cabanalan, si Jesús baga; at siya rin naman ang Patnugot

---

(1) Fr. Juan de la Concepción en su historia de Filipinas, tom. 1. part. II. Cap. IV. citado por el P. Santa Ana en su novena castellana.

na caloob nang Dios na pumatnubay at naghatid sa Filipinas sa manga castilà, na pinagcatiualaan nang Dios na gumanap nang manga panucalà nang caniyang cabutihan at auang ualang hangan, na dili iba cundî ang maquilala nang manga taga rito sa Filipinas ang totoong Religión sa pamamaguitan nang Casantosantosang Virgen.

Ang mahal na Larauang ito ay inilagac muna sa una at caisaisang Simbahan na natatayô rito nang panahong yaon na ang pamagat ay «De la Inmaculada Concepción» at saca nagtayô nang isang bató sa lugar na pinagcaquitaan, at doon inilagay ang nasabing Larauan, na nilaguian nang caligaligayang pamagat na Nuestra Señora de Guía.

Ang devoción sa mahal na Larauang ito ay nanguna sa paguiguing cristiano nang taga rito, na para nang pangunguna sa pagsicat nang arao nang talà sa umaga, at nang maguing binyagan na ang manga taga rito, ay naboô ang canilang devoción sa naturang Larauan, dahil sa manga hayág at dî mabilang na himalâ na ipinaquita nang Dios sa pamamaguitan nang Casantosantosang Virgen María na nagtatangquilic sa Filipinas.

Sa pagdiriuang na guinagauâ sa taon taon sa mahal na Larauang ito, ay itinadhanâ ang arao na icalabing ualó nang buan nang Diciembre, at nangacò ang dalauang Cabildo Ecclesiástico at Secular dito sa Maynilà, na sa taon tao,i, gagauin nila ang nasabing pagdiriuang. Ang fiestang ito ay guinagauâ pa hangang ngayon at ipinapatenteng tatlong arao ang Santísimo Sacramento sa Sagrario nang Santa Iglesia Catedral.

Ang simbahang itinayô sa lugar na pinagcaquitaan sa Larauang ito na doo,i, nanatiling

culang lamang na dalauang daan taon ay nasirà sa lindol na malacas nang unang arao nang buan nang Febrero nang taong isang libo pitong daan at pitong puo,t, isa (1771) at sa dahilang ito at upan namang maingatang magaling itong mahalagang sanlâ nang auà nang Dios at ni María sa mang̃a taga rito sa Filipinas, ay inilipat sa Capilla nang Sagrario nang nasabing Catedral, na doon iniing̃atan hangan ng̃ayon, baga ma,t, nililimot nang marami na dî dapat lumimot sa caniya cailan pa man.

Loobin nauâ nang Dios na itong munting paunauà tungcol sa cahalachalac na Larauan nang Nuestra Señora de Guía at sampon nang novena na inihahandog co ng̃ayon sa manga taga rito sa Filipinas, ay maguing daang icaala-ala nang mang̃a taga rito sa caaya-aya at cagalanggalang na Larauan nang Nuestra Señora de Guía, at sa mang̃a tang̃ing biyayà na ipinagcaloob nang daquilang Ina nang Dios dito sa bayang pinagpalà niya nang mahiguit sa iba, upanding sa ganitong paraan ay sila,i, magsipagsadiyang parati at dumalao dito sa mahal na Larauan at maghandog sa calinislinisang Virgen nang pagsamba,t, pag-ibig at cumilala touina sa mang̃a biyayang ipinagcaloob sa mang̃a taga rito nang caniyang masintahing pusò; at maguing dapat sa paraang ito na sila,i, amponing parati nitong Inang mapagtangquilic. Siya nauâ.

# PARAAN NANG PAG-GAUA

## NANG NOVENA.

*Ang tanda nang Santa Cruz...*

Pañginoon cong Jesucristo Dios na totoo at tauo namang totoo, gumaua,t, sumacop sa aquin, pinagsisisihan cong masaquit sa boong loob co ang lahat nang casalanang guinauâ co sa iyo, at nagtiticà acong matibay na dî na moling magcasala cailan man sa tulong nang iyong mahal na gracia; at inaasahan cong lubos na aco,i, patatauarin mo, pacundañgan sa auà mong ualang hangan at sa mañga carapatan nang iyong mahal na pasión at pagcamatay sa cruz dahilan sa aquin. Siya nauâ.

### PANALANGIN SA ARAO ARAO.

¡Oh daquilang Señora, calinislinisan sa lahat nang mañga Virgenes,

at na una sa lahat na nañgacò sa Dios na mag-iiñgat nang calinisan: cabanalbanalan sa tanáng quinapal, sapagca,t, ipinaglihí ca na dî nagmana nang casalanang original, at bucód pinagpalà sa babaying lahat, sapagcat icao lamang ang naguing dapat na maguing Ina nang Dios; aco,i, bagama,t, abáng macasalanan, ay aco,i, nañgañgahas na bumati sa iyo nang boong galang mulâ rito sa bayang cahapishapis, at nagpupuri sa iyo pacundañgan sa mañga bucód at tañging biyayà na ipinagcaloob sa iyo nang Dios. Cun ang boong mundo,i, tumatauag sa iyo na mapag-ampon, at cumiquilala na icao ang canilang Patnugot, ang Liuay-uay at bahagharì nang capayapaan, sapagca,t, ibinigay mo sa canila si Jesús; caming mañga taga rito sa Filipinas ay lalong may-catouirang macatauag sa iyo na Patnugot at Liuay-uay nang aming magandang palad, sapagca,t, nang ang sangcapuluang ito ay nalolocloc pa sa cadiliman at lilim nang camatayan, ¿sino

cundî icao ¡oh Patnugot na bigay nang lañgit! ang pumatnubay sa mañga lupaing ito sa mañga Ministro nang Dios, at mañga campong tapat na loob nang tantóng banal at catolicong Harì sa España na si Felipe II, nang cami,i, liuanagan nang caaya-ayang ilao nang totoong religión? ¿sino cundî icao ang pumatnubay at nagpaamò sa mabañgis na asal nang mañga unang nanahán dito sa Filipinas, nang sila,i, dagling magsisunod sa aral nang Santo Evangelio at sa mañga cautusan nang mañga Castilà na na-aayon sa aral ni Jesucristo? ¿sino cundî icao ang parang maningning na liuay-uay na nagbalità sa amin mulâ sa itaas nang isang pandan sa pamamaguitan nang iyong mahal na larauan sa maalindog na Arao na nanaog sa lañgit, cay Jesús baga, na buhat ñoo,i, nagpasimulâ na nang pagsicat sa amin ang caniyang mahal na religión, na religion nang capayapaan, sa pamamaguitan nang iyong macapangyarihang pagaampon? Tangapin mo pô Inang masin-

tahin ang aming abang pagpupuri sa iyo, cahi,t, cami,i, mangã macasalanan at nagnanasà na caming maninta,t, maglingcod sa iyo, sapagcat icao ang aming Ina, Pintacasi at Patnugot sa aming pag-lalacbay sa caloualhatian sa langit. Siya nauâ.

Paunaua.—Casunód ang pagninilay na nauucol sa baua,t, isang arao nang pagnonovena at ang panalangin.

## UNANG ARAO.

Pagninilay.—Magmulâ na nang ipaglihí ni Guinoong Santa María sa caniyang calinislinisang tiyan ang Verbo nang Dios, ay niyarì na niya sa caniyang loob na caniyang aamponin at ipagtatanquilic ang mangã tauo na tutubsin nang caniyang mahal na Anac. Ang unang nacaranas nang matamis na bungã nang pagtatanquilic ni María ay si San Juan Bautista, nang dumalao cay Santa Isabel ang Ina nang Dios; sapagca,t,

siya,i, tumangap nang gracia at nalinis ang caniyang caloloua sa dungis nang casalanang original. Catulad nang pagdalao na ito cay Santa Isabel ang guinauâ ni María sa mañga taga rito sa Filipinas. Mulâ na nang paquita ang larauan ni María sa itaas nang isang pandan, ang mañga taga rito sa Filipinas ay nagpasimulâ na nang pagtangap nang liuanag nang tunay na pananampalataya at nang graciang ipinaguiguing dapat sa caloalhatian sa lañgit.

PANALAÑGIN.

Purihin ca,t, ipagbunying parati, Virgeng Ina nang Dios, sapagcat sa iyo cautañgan nang mundo ang caniyang pagcapacagaling; purihin ca rin naman at ipagbantog nang mañga taga rito sa Filipinas, sapagcat icao ang pumatnugot sa mañga ministro ni Jesucristo na nagdalá sa mañga lupaing ito nang liuanag nang Santo Evangelio; cayâ sa iyo cautañgan nang mañga taga rito ang

canilang pagcaquilala sa totoong religión at ang canilang paguiguing binyagan: ito,i, quiniquilala namin at pinasasalamatan sa iyo nang ualang hangang pagpapasalamat. Ipatuloy mo pô, Inang masintahin ang sa ami,i, pagcocopcop, upanding masunod naming parati ang calooban nang Dios, at cami ay patnubayan mo at ihatid sa caloalhatian sa lañgit. Siya nauâ.

## ICALAUANG ARAO.

PAGNINILAY.—Nang ipañganac ni Guinoong Santa María sa Belen ang Niño Jesús, na sinamba caracaraca nang mañga angeles sa lañgit, ay hindî lamang hindî niya ipinagcait na maquita nang mañga tauo na nagsidalao at sumamba sa caniya, cundî bagcus nañgang ito,i, iquinaligaya nang caniyang pusò; sapagcat na-tutupad ang caniyang nasà na maquilala nang mañga tauo ang totoong Dios. Mapagcucurò naman natin na

sapagcat naquiquita ni María na ang ibang mañga bayan sa mundo ay liniliuanagan nang ilao nang totoong pananampalataya at naquiquinabang na sa mahalagang dugô ni Jesucristo; nĝuni,t, ang sangcapuluang ito ay nababalot pa nang cadiliman dahil sa caualan nang totoong pananampalataya, ay tiningnan niya nang caniyang mañga matang maauain ang mañga taga rito, at siya rin ang nagdalá sa mañga lupaing ito sa pamamaguitan nang caniyang mahal na larauan nang mañga unang liuanag nang tunay na pananampalataya, gaya nang pagdadalá nang liuay-uay na bagong namumucá sa mañga unang liuanag nang arao.

PANALANĜIN.

Purihin ca,t, ipagbunyî, Inang lubhang maauain, sapagcat pinagdalitaan mong tangapin ang pamimintuhô at pagsamba nang abang mañga pastores sa Belen sa Anac mong sangol, na sinasambá nang mañga

ángeles sa lañgit. Ipagbunyî rin naman touina ang daquilang pagsinta mo sa amin, sapagcat inibig mo na ang mahal mong Anac na naquiquilala na at sinasamba sa mañga bayang malalaquí sa mundo, ay maquilala naman at sambahin nang mañga abang taga rito sa Filipinas; at sa tañging pagsinta mo sa mañga taga rito, ay icao rin ang nagpaquilala sa canila sa iyong mahal na Anac, sa pamamaguitan nang iyong larauan na parang bahagharì na nagbalità sa canila nang pasimulâ nang canilang magandang capalaran. Tangapin mo pô ¡oh Inang maauain! ang aming mañga pusò, tandà nang aming pagsinta at pagquilala nang aming mañga cautañgan sa iyo, at ipatuloy mo pò ang iyong pagpapalà sa amin. ¡Oh mahahabaguing Ina! Cami,i, patnugutan mo,t, amponin hangang sa maquita ca nami,t, macasama sa caloalhatian sa lañgit. Siya nauâ.

# ICATLONG ARAO.



PAGNINILAY. — Pagparito na sa mundo ni Jesús, ay ipinaquilala na nang Dios na ang mañga tauong lahat ay tinatauag sa totoong pananampalataya at inaanyayahan sa pagtatamó nang calualhatian sa lañgit. Ito ang cahulugan nang pagtauag nang Dios sa mañga Haring Mago. Sa pamamaguitan nang isang bituin na tantong maningning ay sila,i, ipinatnugot nang Dios sa Belen nang maquilala nila,t, sambahin ang Dios na nagcatauan tauo. Ang mañga Haring ito,i, tinangap na magaling nang Casantosantosang Virgen, at ipinaquita sa canila ang Sangol na si Jesús. Sa mañga taga rito sa Filipinas ay ipinaquilala naman ni María ang caniyang Anac na si Jesús, sa pamamaguitan nang caniyang cagalang-galang na larauan, na, maningning pa sa bituin na pumatnugot sa mañga Haring Mago, ay napaquita

sa itaas nang isang pandan, upang maipaquilala niya sa atin ang totoong Dios.

## PANALANG̃IN.

¡Oh bituing marilag! na sumilang sa mundo nang iyong liuanagan at patnugutan ang manga tauo sa daang patung̃o sa lang̃it, purihin ca,t, ipagbunyî magpasa-ualang hangan; at ang sangcapuluang ito lalong-lalò na ay magpuri,t, magpasalamat sa iyo touina, sa pagca,t, icao sa canila ay naguing tunay na Bituing marilag na sumilang, nang paquita ang iyong larauan sa isang pandan, upanding mapauì ang cadilimang sa canila,i, nacababalot; at maipatnugot mo sila sa totoong landas na patung̃o sa lang̃it at maipaquilala mo sa canila ang catotohanang ualang pagcacabulà at ang totoong cabuhayan na dilì iba cundî ang casantosantosan mong Anac. Tangapin mo pô, maauaing Ina, ang pagpupuri namin sa iyo at pagpapasalamat sa manga

biyayà mo sa amin. Patnugutan mo pô cami, maningning na Bituin, sa aming paglalacád sa mundong ibabao, pauiin mo pô ang aming mañga cadilimán, lipulin mo ang aming mañga Vicio; at yamang sa pamamaguitan mo ay cam,i, napasoc sa daan nang totoong capalaran, ang capalarang ito,i, sa pamamaguitan mo rin inaasahan naming camtan. Siya nauâ.

## ICAAPAT NA ARAO.

PAGNINILAY.—Tantong daquilà at caguilaguilalás ang cababaan nang loob na ipinaquita ni María nang siya,i, humaráp sa Templo nang Jerusalém, na dalá niya ang Sangol na si Jesús at casama niya ang caniyang malinis na Esposo na si San José, sa pagsunod sa isang cautusan na dahil sa caniyang totoong uagás na calinisan ay dî niya catungculang tupdin. Subalit tinupad din niya sa pag-

bibigay niya sa atin nang magandang halimbauà at pagtuturò niya sa atin nang cababaan nang loob at pagsunod sa mañga caotusán na dapat nating sundin. Sa bagay na ito,i, dî natin sucat pagtac-han cun si Maria,i, paquita sa atin sa caniyang mahal na larauan sa itaas nang isang pandan baga ma,t, siya,i, Reyna sa lañgit at lupà, nang matantô natin na tayo,i, cahima,t, mañga tauong macasalanan ay tayo,i, mangyayaring humaráp sa Dios at tumangap nang mañga biyayà nang caniyang gracia, cun tayo,i, nagsisisi at nagpapacababà.

## PANALANĞIN.

¡Oh maloningning na Reyna sa lañgit at lupà! sintahin ca,t, purihin nang lahat nang tauo, sapagcat icao ay Maestra at Ina nang lahat; at purihin ca nang tañging pagpupuri at sintahin ca nang tañging pagsinta nang mañga taga rito sa Filipinas, sapagca,t, sa pagnanais mo na sila,i,

maninta sa iyo ay inilihim mo ang daquilà mong camahalan sa caliitan nang iyong larauan, upanding sa paraang ito,i, sila,i, maninta sa iyo, at cun sintahin ca nila ay canilang matuclasán sa iyo ang mahalagang hiyas nang gracia nang Dios: Ipatuloy mo pô, Inang masintahin, ang iyong pagcocopcop sa amin; ipanalañgin mo pô cami sa iyong mahal na Anac, nang cami,i, casihan niya nang cababaan nang loob at nang nasang tumulad na parati sa magagandang halimbauang ibinigay mo sa amin, nang sa ganitong paraa,i, cami ay magtamó nang capalarang ualang hangan sa lañgit. Siya nauâ.

## ICALIMANG ARAO.

PAGNINILAY.—Sa pagtatagò cay Herodes ay napilitan ang Ina nang Dios na patuñgo sa Egipto, casama ang caniyang malinis na Esposo at dalá nila doon ang Sangol na si Je-

sús ¡Laquing hapis at dusa nang caniyang pusò! Gayon ma,i, dirin niya linimot ang pag-gauâ nang magaling sa mañga cahabaghabag na taga roon, sapagca,t, sinasalitâ sa casulatan na pagpasoc nila sa Ciudad nang Heliópolis, ay nañgahulog sa mañga altar ang mañga ídolo na canilang sinasamba at naaaquit ang canilang mañga loob sa pag-gauâ, nang magaling, sa pagmamalas nila sa mañga banal na asal nang Sagrada Familia. Ganito rin naman ang mapagcucurò natin na nangyari marahil sa Filipinas sapol nang dito,i, paquita ang mahal na larauan nang Ina nang Dios. Ang ugaling talagang maamò nang mañga taga rito, ang canilang pagcamatatacotin at ang cagaanan nang canilang loob sa paquiquinig at pagsunod sa anomang sabihin sa canilá, ay bunña marahil nang caguilaguilalas na pagcaparito nang larauan nang Ina nang Dios na naquita sa itaas nang isang pandan.

## PANALANGIN.

¡Oh Virgeng Ina nang Dios! ang pag-ibig mo sa lahat nang tauo ay talastas nang mundo, at dî cailâ canino man ang mang̃a cagalingang guinauâ mo sa lahat; cayâ purihin ca,t, ipagbunyî magparating man saan. At gaano ang cautang̃an sa iyo naming mang̃a taga rito sa Filipinas, dahilan sa pagcacaloob mo sa amin nang isa mong larauan na tantong cahang̃àhang̃à, at dî matantô cun saan nangaling! ¡Gaanong biyayà ang ipinagcaloob mo sa amin sa pamamaguitan nang larauang ito na lubhang catacátacá! Ang mang̃a taga ritong sadiyang mababang̃is, ay pinaamò nang iyong mahal na larauan, at siyang pumatnugot sa canila sa daang matouid. Pinatnugutan mo rin naman sa mang̃a lupaing ito. ang may mang̃a loob sa Dios na mang̃a castilà, nang silá ang gumanap nang mang̃a panucalà mo na pauang icapapagaling nang mang̃a taga rito. Ang caguinhaua-

han sa lahat nang bagay, ang pagcatuto nang sari-saring carunuñgan at iba pang manĝa cagalinĝan sa cataua,t, caloloua na aming quinamtan at lalong-lalò na ang pagcapasoc sa Santa Iglesia Católica, mulâ na nang cami,i, masacupan nang Harì sa España, ay pauang cautanĝan naming lahat sa iyo, oh Inang caibigibig. ¡Ay Ina! huag mo pong pabayaan itong gauâ nang iyong camay. Tapusin mo po,t, yariin ang iyong pinasimulan. Huag mo pong ipahintulot na maualâ cailan man sa Filipinas ang totoong pananampalataya. Lumagui pô, Ina, lumaguì dito sa Filipinas ang Religión nang iyong mahal na Anac hangang sa catapusan nang mundo; at cami,i, patnubayan mong lahat sa aming pag-lalacbay sa cabilang buhay hangan sa mapanood ca namin sa lanĝit. Siya nauâ.

# ICAANIM NA ARAO.

PAGNINILAY.—Si Guinoong Santa María, sa caniyang pagca-Iná nang Dios, ay siya nama,i, Apóstola, at pang-ulo sa lahat nang mang̃a Apóstoles, cayâ Reyna nang mang̃a Apóstoles ang tauag sa caniya nang Santa Iglesia. Ang pagca-Apóstolang ito ay guinauâ ni María sa Filipinas, sapagca,t, sa pamamaguitan nang caniyang mahal na larauan ay ibinalità niya sa mang̃a taga rito ang totoong Dios; at hindî lamang hindî niya inaring alang̃án sa caniyang camahalan ang maquisama sa mang̃a hindî binyagan na sumasambá sa mang̃a ídolo, cundî bagcús iquinaliligaya niya ang paquiquipisan sa canila, sa pamamaguitan nang caniyang mahal na larauan at tinatangap niyang mairog ang mang̃a pagsamba at panínintang inihahandog sa caniya at ipinahahayag niyong mang̃a abáng tagalog, cahi,t, hindî mang̃a bininya-

gan, na inacalà niyang ipatnugot sa daan nang catotohanan nang maquilala nilá ang totoong Dios.

PANALANG̃IN.

Purihin ca,t, pasalamatan, Inang caibig-ibig, sapagcát icao ang totoong mulâ nang aming cagalinğan. Cundî Icáo, ang mundo disin ay nalulubog pa hangan nğayon sa dagat nang capahamacan; at cundî Icáo, ang sangcapuluang Filipinas ay nananatili pa sana sa cahapishapis na calagayan, dahilan sa dî pagsambá sa totoong Dios. ¡Oh marilág na Apóstola! ipinagbabanság namin sa lahat na Icao ang sa ami,i, nagpaquilala cay Jesús sa pamamaguitan nang iyong mahal na larauan, at nagturò sa amin nang pag-layô sa vicio at pag-ibig sa cabanalang asal. ¡Ah mahal na Señora! huag mo pong ipahintulot na ang Filipinas na inaampon mo, ay suminsáy cailan man sa daang itinurò mo sa caniya, na icatutuclás nang totoong capalaran; copcopin

mo pong parati, nang dî marayáan nang mañga alagád ni Satanás na nagsasábog sa mundo nang mañga heregía at iba pang áral na masasamâ, at nagtuturò nang sarisaring vicio ¡Oh María! ¡Oh Marilag na Maestra! ¡Oh maningning na Patnugot! huag mo pong pabayáan ang Filipinas cailán man. Siya nauâ.

## ICAPITONG ARAO.



PAGNINILAY.—Tantóng daquilà at ualang macatulad ang cabanalan nang casantosantosang Virgen na ang lahat na nagcapalad na nacaúsap niya, ay nag-aalab sa pag-ibig sa Dios, cun mañga banal; at cun macasalanan, ay nagbabalic loob sa Dios ó cun dilì, ay hindî man lamang nañgañgahás na gumauâ nang casalanan sa Dios sa caniyang harapán. Sa bagay na ito,i, na-pagquiquilala ang daquilang cabanalan nang caniyang caloloua na ualang caruñgis-

dungis, at pinatiticman niya sa caniyang mañga nacacaúsap ang matamis na buñga nang auà nang Dios. Ang matatamis na buñgang ito ay naticman din naman nang mañga taga rito sa Filipinas, na cahi,t, hindî pa mañga binyagan ay pinagcalooban na ni María nang caniyang mahal na larauan, at tuloy pinagpalà niya, nang sila,i, mahañgô sa canilang cahambal-hambal na calagayan, at malagay sa gracia nang Dios.

PANALAÑGIN.

¡Oh Virgeng ualang macatulad! gaanong pagpupuri, panininta at pasasalamat ang dapat naming gauin sa iyo, pacundañgan sa madlâ mong auà sa amin. Icao po,i, pauang pagsinta at catamisan sa mañga caauà-auang Anac ni Adan, sapagca,t, sa camay mo nagdaraan ang tanang biyayang ipinagcacaloob nang Dios; at sapagca,t, Icao pô ang namamahagui nang gracia nang Dios, ay ¿anóng gracia ang ipagcacaít nang

maauain mong pusò na dî marunong humabag sa canino mang sa iyo,i, napaaauà? Sa iyo cautañgan nang mañga taga rito sa Filipinas ang magandang capalaran na canilang quinamtan dahil sa canilang pagsamba sa iyo, sa iyong mahal na larauan. Ang larauang ito ang siyang nacahahalína sa amin nang madláng auà nang Dios na aming nararanasan touina, at nagpapaala-ala sa amin nang pagsinta mo,t, pag-ibig sa aming lahat; at parang isang salaming sacdal linis na quinaquiquitaan namin nang iyong mañga cabanalang asal, nang hañgáan namin at tularang parati. ¡Oh María! Icao pô ang maguing Patnugot namin touina, uliran at taga pag-ampon; at baga ma,t, cami,i, mañga macasalanan, ay ipatúloy mo rin ang pagtatanquílic mo sa amin, at huag mo pong ilayô sa amin cailan man ang iyong masintahing pusò. Huag mo pong ipahintulot na dumating ang arao na ualâ nang macaquilala sa iyo dito sa Filipinas, at hangang mairoong isa man lamang sa

manga taga rito na sumásambit nang catamistamisan mong pangalan ¡oh María! ipaquilala mo pô sa amin na icao ang aming Ina, ang aming pintacasi, ang aming sacdalan at masintahing Patnugot. Siya nauâ.

## ICAUALONG ARAO.

PAGNINILAY.—Ang unang himalang hayág na guinauâ ni Jesús ay ang paguiguing alac nang tubig sa boda sa Caná; ang himaláng ito,i, guinauâ niya sa pagsunod sa cahilingan nang caniyang mahal na Ina. Sa paraang ito,i, ipinaquilala sa atin ni Jesús na si María ay Ina nang gracia at taga pamaguitan sa Dios at sa tauo. Ang una sa manga biyayang ipinagcaloob nang Dios sa sangcapuluang ito ay sanhî rin sa pamamaguitan ni Maríang Ina nang auà. Ang biyayang ito,i, ang pagcaquilala sa Dios na totoo na siyang daang ipagtátamo nang tunay na capala-

ran, at si María,t, dilì iba, sa pamamaguitan nang caniyang mahal na larauan, ang siyang iquinaquilalá natin sa Dios na totoo, at sa pagsambang sa caniya,i, nararapat.

PANALANG̃IN.

Oh maauaing Señora na nagcacamit sa amin nang madlang biyaya,t, auà nang Dios, dapat ca pong purihin at pasalamatan touina. Ipagbunyî ca nang lahat nang tauo at nang mang̃a taga rito sa Filipinas, lalong lalò na, sapagca,t, sa iyo nila cautang̃an ang dilang cagaling̃an na canilang tinátamo sa pagcapasacanila nang iyong mahal na larauan, na ang pamagat ay de Guía, sanláng caaya-aya nang iyong pagibig. At sapagca po,t, ang pagcacaloob mo sa amin nang larauang ito ay siya namang naguing mulâ nang pagcacaloob sa amin nang Dios nang caniyang auang dî mabilang; ipatuloy mo pô, Inang masintahin, ang pagpapalà mo sa amin. Ang dî namin pag-

ganti,t, pagquilala sa iyo nang amin mañga cautañgan, ay huag nauang macahadlang sa pagcacalinga mo sa amin, cundî bagcus cami ay caauaan mo at iyong gamotin ang saquít na ito nang aming caloloua. Inibig mo pô nang una pá ang mañga taga rito, ay ibiguin mo pô sila hangan sa catapusan. Ititig mo pô ang iyong mañga mata sa iyong mahal na larauan, diyán sa sanlâ nang iyong pagibig at mahabág ca sa amin. ¡Oh catamistamisang Ina! hangan sa mapanood ca namin sa langit, ay patnugutan mo pô cami touina. Siya nauâ.

## ICASIAM NA ARAO.

PAGNINILAY.—Ang tanáng biyayang tinangáp nang mundo sa ating mahal na Señora ay napipisan sa isá na siyáng pang-ulo at una sa lahat. Ito,i, ang pagbibigáy sa atin nang caniyang casantosantosang Anac na

si Jesús. Ipinaglihí niya,t, ipinangañác ang Anac nang Dios, na sa pagca-tauo ay totoong Anac niya upáng mapacagalíng ang boong mundo. Magmulâ na nang siya,i, maguing Ina ni Jesús, ay siya,i, náyag na na ang caniyang mahal na Anac ay magcasáquit at mamatáy sa pagtubos sa lahat nang tauo. Ñgayo,i, anó pa ang maipagcacait sa atin nitong caibig-ibig na Ina? Purihin natin siyang parati, at lalong lalò na sa pagcacaloob niya sa atin nang caniyang mahal na larauan at nang totoong pananampalataya. ¡Oh sanláng tantong mahalagá nang pagsintá ni María! Ang pananampalataya cay Jesús ay siyang nagbucás sa amin nang pintuan nang lañgit na sa ami,i, pinaghahatdán nang mahal na larauan ni María, na pumapatnugot sa amin na parang maloningning na bituin.

## PANALAÑGIN.

Oh lubháng mapagbiyayang Señora, ang pusò co,i, nalulupaypáy at

ualâ acong matutuhang gauin sa pagpapahayag sa iyo nang aquing pagquilala nang dî mabilang na biyayà na ipinagcaloob sa mundo nang maauain mong pusò. Sinásamba co sa lihim ang pagsinta mong Ina sa aming lahat, at nagpupúri aco sa Dios na nagcaloob sa amin nang isang Inang lubhang macapangyarihan, marunong at caibig-ibig. Pagdalitaan mo pong tangapin, Mahal na Señora, ang pagsambá, paninintai, pagpupuri, at pagpapasalámat namin sa iyo pacundangan sa dî mabilang na biyayà na ipinagcacaloob mo sa amin, lalong lalò na, sa ipinagcaloob mo sa sangcapuloang Filipinas. Ang sangcapuloang ito ay iyó, at manğa alipin mo ang lahat na dito,i, tumatahan; cayâ huag mo pong ipahintulot, ¡oh María! na sila,i, mahiualay sa iyo. Inğatan mo pô silá touina, talian mo silá nang tanicalâ nang pagsinta sa iyo. Huag mo pong ipahintulot, mahal na Señora, na cami,i, tumalicod cay Jesús at sa iyo cailan man; at cun sa caramihan nang aming manğa casa-

lanan, ay mangyaring mabauásan ang auà mo sa amin, ilingap mo pô ang iyong mañga matá sa iyong mahal na larauan, diyán sa sanlâ nang pag-ibig mo sa amin, at alalahanin mo pô ang madláng biyáyang ipinagcaloob mo sa amin nang una, at ipatuloy mo pô ang pagpapalà mo sa aming lahat. At yayamang inibig mo na icao ay maguin Ina namin, maguing Maestra, Patnugot at taga pag-ampon, copcopin mo pô cami, ¡oh Mariang catamistamisan! at iligtas mo cami sa poot nang Dios, ipagtangol mo pô cami sa mañga caauay nang aming caloloua, at cami ipatnugot mo sa lalauigang tahimic sa lañgit. Siya naua.

PAUNAUA:—Pagcatapús nang paguinilay at panalanging na-uucol sa baua,t, isang arao nang pagnonovena, ay hihingin sa loob ang tanging gracia na ninanásang camtan nang gumagauà nang novena, sa pamamaguitan nang mahal na Virgen, at sacâ darasalin ang tatlong *Aba Guinoong María* at tatlong *Gloria Patri;* at isusunod ang mañga dalit at panalañgin na siyang catapusan nang novena.

Ang novenang ito,i, magagauâ sa cailan mang

panahon; nguni,t, lalong nababagay ang pasimulán sa 16 nang Diciembre, nang matapus sa 24, sapagca,t, sa 18, 19 at 20 nang Diciembre, guinagauâ ang fiesta nang Nuestra Señora de Guía, sa Sagrario nang Santa Iglesia Catedral dito sa Maynilà.



# DALIT

Oh Pintacasing marilag
nang España,t, Filipinas:
SAGOT.—*Ipatnugot caming lahat*
*sa bayan nang mapapalad.*

Sa mundo,i, buháy capá
sa España,i, napaquita,
nagpagauâ capagdáca
cay Santiago nang Capilla.

*Ipatnugot, etc.*

Gayondin sa Filipinas
napaquita sa itaas
nang pandang namumucadcad,
larauan mong sacdal dilag.

*Ipatnugot, etc.*

At doon ay sinambá ca
nang tagalog na noon pá
sa iyo,i, napacacalará
at nagsasacdál touina.

*Ipatnugot, etc.*

Sa caniláng caguipitan
sa iyo, Ina, nananañgan,

silá,i, sinasaclolohan
at inaalio pagcuán.

*Ipatnugot, etc.*

Bagá man at hindî ca pa
nilá napagquiquilála,
sapagca,t, noó,i, ualâ pa
siláng pagsampalataya.

*Ipatnugot, etc.*

Gayon man ay inaampon
mo silá at quinacandong,
sila,i, ipinagtatangól
na parang anac mong sangól.

*Ipatnugot, etc.*

Nang sila ay mag-binyág na
at masácop nang España,
palad na lubháng maganda
caloob mo sa canila.

*Ipatnugot, etc.*

Lalò na siláng inibig
nang pusò mong sacdál linis
caya,t, dî silá nagahís
nagsiparitong herejes.

*Ipatnugot, etc.*

Ñgayon, Ina,i, samò namin
ang España,i, amponin,

marilag na Ina namin,
Filipinas ay gayondin.

*Ipatnugot, etc.*

Ang España,t, Filipinas
na mag-ináng nililiag
nang pusò mo ay iligtás
sa tanáng mañga bagábag.

*Ipatnugot, etc.*

Oh Pintacasing marilág
nang España,t, Filipinas:
SAGOT.=*Ipatnugot caming lahat*
*sa bayan nang mapapalad.*

℣. Ipanalañgin mo cami Santang Ina nang Dios.

℟. Nang cami ay maguin dapat magcamit nang mañga pañgacò ni Jesucristong Pañginoon.

PANALAÑGIN.

Pañginoon cong Dios, casihan mo nauâ ang aming mañga caloloua nang iyong mahal na gracia, at yayamang sa pamamalità nang Angel ay naquilala namin ang pagcacataoang-tauo

ni Jesucristong Anac mo; alang-alang at pacundañgan sa mahal na pasión at pagcamatay niya sa cruz, ay cami,i, papaguing dapatin mong magcamit, sa pagcabuhay na mag-olî, nang calualhatian sa langit. Siya nauâ.

